# SALITA AT BUHAY

NA KAHABAGHABAG NA PINAGDAANAN

NG

# PITONG INFANTES DE LARA

AT NG KAABAABANG KANILANG AMA

## SA REYNONG ESPANYA

Oh Dios na Haring Amang poderoso
ni Kristo Rendentor nitong buong mundo
Espíritu Santong misericordioso
hulugi ng ciencia mapuról na ulo.

Sa kapangyarihan ng ganap na bagsik
lima kong sentido'y doon nangangapit
huwag ding masinsay at mababalakid
sa munting salitang dinaan sa awit.

At ikaw po naman Bírheng maligaya
sa tanáng oveja'y dating defensora
alalayan mo po tatlo kong potencia
nang huwag masinsay sa ipagbabadya.

Nagdadaláng takot, hiy't alang-alang
nag-aalapaap yaring gunam-gunam
mapuról na noo at dilang mabagal
iwaksí ang takot at kapanganiban.

Sa actualmenteng aking pagkatayo
indecibleng tuwa'y kinamtan ng puso
saan manggagaling at saan hahango
sabing conveniente sa tanáng pinuno

Pupunuan ko na yaríng sasabihin
anhín ang maraming mga kuntíl-butil
di raw mahahapay kahoy na puputlin
kung yamba nang yamba't di tuluyang tagín.

Nang unang panahon sa Espanyang bayan
ay may magkapatíd na dalawang mahal
si Rubio Velasquez sa lalaking ngalan
at Si Doña Sancha ang babai naman.

Si Doña Sancha nga ay napangasawa
ng anak ng Señor Gonzalo de Lara,
ang pangala't bansag si Busto de Lara
nanganak ng pitó namatay ang iná.

Sabay inianak ang pitóng lalaki
ito'y magkakambal ang sa libro'y sabi
at magkakaparis sa dikít at buti
kayá ang pamagat ay Siete Infante.

Ang magkakapatíd Infantes de Lara
nagkaisang lakas, katapanga't sigla
tantong nabalita na kagitla-gitla
pinagkatakutan ng buong morisma.

Ang Señor Velasquez, Señor de Villarin
na amaíng buo ng pitóng pamangkin
mana'y napakasal sa isang butihin
na si Doña Lambra ang bansag at turing.

Sabihin pa bagá ang lakíng abala
nang araw na yaong pagkakasal nila
ang tuwang kinamta't mga pagsasayá
tanáng panauhing grandes na lahat na.

Mana'y sa pagkain doon sa lamesa
nangusap ang nobya na si Doña Lambra
ano't nakiupo Infantes de Lara
mga batang-bata'y nakikipanayam na?

Ang de Larang bunsong batang ikapitó
ang siyang sumagot ngala'y si Gonzalo
¡lamesa ng hari'y umuupo ako
gaano pa kayá ang lamesang ito!

Asawa ka lamang ng Señor Villarin
na di man reyna ay nagmamagalíng
ay sukat mo bagáng kami'y dito hiin
sa gayong karaming matáng tumitingín.

Sa galit ni Lambra sa kay Don Gonzalo
pinasidlan agad ng dugo ang baso
wika sa alipin hayo na't busan mo
damít sa katawan Gonzalo letrado.

Kaugalian nga niyong unang araw
bubusan ng dugo ang makagalitan
tanda't siyang bala sa kaniyang buhay
ang siyang kikitlíng mapapakiramay.

Sumunod pagdaka ang aliping hayag
damít ni Gonzalo sa dugo'y tinigmak
at saka tumakbong tulin ay di hamak
at sa panginoo'y lumapit na agad.

Galit ni Gonzalo na walang kapara
alipi'y hinabol bunót and espada
ang ginawang laláng ng Señora Lambra
agad sinukuban ng kaniyang saya.

At sa pagkasukob naman ay doon din
pinatay na agad nagtagong alipin
dangan pagtingín ko sa aking amaín
aní Don Gonzalo karamay ka disin.

Sa bagay na ito sabihin pa bagá
mga pananangis ni Lambra sa asawa
sa iyong pamangkín ginawang venganza
ikamamatay ko na walang pagsala.

Kung di mo malagyan ng gamot at tapal
sa iyong pamangkíng kalapastanganan
magbibigtí ako't magpapakamatay
di manghihinayang sa ingat na buhay.

Ang sagot ng konde ¡sinta kong asawa!
bagama't tanto kong ikaw ang may sala
pagibíg sa iyo'y siyang una-una
amá't anák niya'y siyang magdurusa.

Pagibig sa iyo'y ang magiging sanhi
nang huwag sumukal ang mahal mong budhi
mga buhay nila'y pawang mapapawi
mahapdi mong loob nang lumuwalhati.

Siya nang ginawa lilong si Velasquez
ang pangangayayang di sukat maisip
lumapit sa hari't ang ipinagsulit
tayo sa Turquia'y humingi ng pases.

Sapagka't may sulat sa aki'y dumatíng
isang katoto ko na doon nanggaling
nagsisigayak na tikang gugubatin
niyong mga turkos itong bayan natin.

Tayo'y walang sadya't dito'y nagagayak
di iilang reino ang dito'y gugubat
humingi ng pases yao'y siyang dapat
nang makapaghanda't makapagpagayak.

Hari'y minagalíng gayong panihala
at di naramdamang may kahalong daya
magdalá ng sulat, magíng katiwala
tanong kay Velasquez sino bagá kaya?

Sagot ni Velasquez walang dapat ngayon
magdalá ng sulat na makaparoon
si Busto de Lara'y siya lamang ukol
pagkatiwalaan ng sulat na yaon.

Hayo anang hari biglang despachahín
at itong carta ko'y biglang pasapitin
kay Busto de Lara ay iyong sabihin.
sa reinong Turkia'y tambíng niyang dalhín.

Ginawa ng lilo sa bayaw pagsukab
hinalinhan niya ang sa haring sulat
ang ipinalaman sa gawang kalatas
bunyíng Emperador na sakdal ng taas.

Sa pagnanasa kong kitá'y pagsilbihan
sa oras na ito di man karampatan
bagaman di ukol sa dugong malinaw
ay aking ginawa pagsisilbí bilang.

Itong portador po na may dalá nito
di iba sa aki't tunay na bayaw ko
hingi ko sa iyo'y paputlan ng ulo
nang di sa reino mo ay magbigay guló.

Sapagka po ito ay may pitóng anák
pawang malalakas, matapang, marahas
mag-aaamáng ito ay walang akibat
kundi sa reino mo sila ay manggubat.

Kayá po ngayon din ay nang masansala
pagguerra sa iyo na inaakala
patayín ang ama't isunod na bigla
ang Pitóng Infantes de Larang balita.

At ako rin naman ang magpaparaan
anak niyang pitó sa kamamatayán
magpagawa ka po malalim na hukay
na sa pagbabaka ay kahuhulugan.

Kung di magkagayon sa laláng gawín mo
kapag napipisan mag-aamang ito
kahit mag-ubos man ang buong imperio
walang daang sukat na ikapanalo.

Nang maniwala ka ng katutohanan
gagawín kong daang kapanganyayaan
ako ang lalabas na magheheneral
ang pitóng infantes isasa unahán.

At kung mapatay na ang pitóng infante
na sa Espanya nga'y kuta at haligi
mag-aamáng ito'y balitang bayani
lumoob manggubat sa reino at korte.

Ang lahat ng ito'y nálamán sa sulat
sa Haring Almanzor doo'y iginawad
nang sa emperador matanto ang lahat
malakí ang tuwang dili hamak-hamak.

Kay Busto de Lara ay kahit gayon man
ang hingí sa sulat na biglang pugutan
natigil ang hari't tuloy napamaang
sa gandang lalaki't buti ng katawan

Lalo ang prinsesang si Doña Hismeña
kay Busto de Lara ay kapagkakita
agad tinamaan ng kaniyang sinta
sa loob at puso'y binigyang balisa.

Pagdaka'y hiningi sa amá noon din
si Busto de Lara ay huwag patayín
grillosan na lamang ang siyang magalíng
at sa aking hardín papag-alilain.

Siya nang ginawa grinillosan lamang
sa prinsesang hardín doon pinatahan
kalaunang araw ng pagpapanayam
ng konde't prinsesa sinta'y nagkalaman.

Anopa't nagnawnaw sa lakíng pagsinta
naglamán ang tiyan ng bunyíng prinsesa
ay siyang pagdatíng guerra sa Espanya
si Rubio Velasquez ang heneral bagá.

Kayá nagpautos na guerrahín ito
hari sa Espanya dahilan kay Busto
mula nang utusan nagíng mensahero
kung anong nasapit sa Turkiang reino.

Di ko pag-aanhín ay nang sumapit na
ehersito nila sa reinong Turkia
ang pitóng infante siyang nangunguna
natanawan agad bantay sa muralla.

Lumabas ang turkong dami'y dumidilim
langgam ang katulad di mabilang mandín
pagdaka'y nagbunggo bagyo ang kahambíng
mga katapanga'y di sukat sabihin.

Kapal ay di hamak ng morong kabaka
pinatay ng pitóng infantes de Lara
nangatiráng turko'y di na makakáya
agad nagpahabol sa paraang sadya.

Dito sa paghabol ng pitóng infantes
sa laláng na hukay doon nangabulíd
tuwa ng amaín di maisip-isip
nasunod ang nasa at kaniyang ibig.

Ano'y nang makita ng kasamang tanán
ang pitóng infantes nahulog sa hukay
lahat ng kasama'y agad nagtakbuhan
ang nakapag-akay amaíng sukaban.

Ang naiwang pitó na kahabag-habag
nahulog sa hukay doon na nalagak
nagsiluhod na nga't humingi ng tawad
nagsisi ng salang hindi hamak-hamak.

Sabay na lumuhod ang magkakapatíd
mga panalangin gayarí ang sambít
¡oh Dios na Poong Amáng iniibig
kaluluwa namin ampunín po't sagíp!

Mga buhay namin itinatalaga
at wala nang daang kamí'y mabuhay pa
oh Hesus na Poon na mapagkalara
dating maawaín sa taong lahat na.

Alang-alang na po oh mahal na Hesus
sa Santo Pasion mong sa ami'y sumakop
ang dugo mong mahal siyang ibinuhos
patawad ang sala't mga gawang buktot.

Magdalita ka po oh Hesus na giliw
ilingon ang iyong matáng maawain
di man kamí dapat ay inihahain
ang martiriong itong ginawa sa amin.

Oh Birhen Mariang dating defensora
na Iná ni Hesus sa divina gracia
sagipí't ampunín aming kaluluwa
magdalita ka po't silayan ng mata.

Kami'y idalangin sa anak mong giliw
kaluluwa nami'y upang timawain
nagsisising lubos ang iyong alipin
sa nagawang sala'y iyong patawarin.

Ang kamukha'y ulan na nagsisipatak
pagtama sa amin ng palasó't sibát
amin ding mabatá't matiis na lahat
nang sa harap mo po kami'y magíng dapat.

Hindi sumusukal ang loob po namin
at ikaw ang siyang nagtatalaga rin
magdalita ka po at iyong tanggapín
sa mahal mong gloria kami'y papasukin.

¡Misericordia Hesus! kamí'y nagsisisi
sa nagawáng sala na muntí't malakí
kamíng tumatawag na pawang naimbí
nariní sa baló't nangaruwahagi.

Sa mga pagluhod sabay nagsihibík
at pinaglalagay ang kamay sa dibdíb
mga matá nila'y sabay itinirik
sa Dios na Poon na Hari ng Langit.

Siyang pagkatapos ng tangang hininga
pitóng mga martir infantes de Lara
hindi na nahabag morong palamara
at ang mga ulo'y pinagputól nila.

At sa isang kabán doon isinilíd
yaong pitóng ulo ng magkakapatid
saka sinusian ng llaveng mahigpit
sa Haring Almanzor ay ipinahatíd.

Nang sa emperador dumatíng ang kabán
na may lamáng ulo ng pitóng matapang
sabihin ang tuwang hindi ano lamang
ang tanáng konsehos pinapagkapisan.

Agad nagpagayak ng isang convite
pinaaanyayahan ang lahat ng grande
sabihin pa bagá ang sayá ng korte
sa pagkakapisan ng taong marami.

Dito sa ganitong mga katuwaan
oras ng tanghali ng paghahandaan
ang Haring Almanzor ay ang naisipan
si Busto de Lara'y pinaanyayahan.

Maharap sa hari si Busto de Lara
agad pinasalong nupo sa lamesa
di naman sumuway dapat naman siya
palibhasa'y mahal na para ng iba.

Ano'y nang matapos ang mga pagkain
nag-utos ang haring mag-iba ng hain
yaong nasa kaban ang siyang hanguin
manjares na pitó siyang dito'y dalhín.

Inilagay na nga sa mga platones
yaong pitóng ulo na nagkakakabit
na natatalaga sa harap ng nobles
kay Busto de Lara'y siyang pagkahapis.

Ano'y nang makita ni Busto de Lara
yaong pitóng ulo ng anak na sinta
pagdaka'y nabuwal sa uupang silya't
biglang nagkabuhol ang tangang hininga.

Pinag-aagaw-agaw ng tanáng kaharap
yaong naghimatay sa silya'y nalagpak
nang mahamasmasan at makapagmalas
ang buntong-hininga aniya ¡ay palad!

Hanggang saan kayá palad ko'y hahanggan
at sino sa mundo ang aking katimbang
dito sa nakitang pitóng kamatayan
na biglang sumapit sa aking katawan.

Iniisa-isang hinagka't hinipo
yaong pitóng ulo niyong mga bunso
ang luha sa matá'y agos ang pagtulo
tanáng panambita'y titibag ng puso.

Nang lisanin kayó mga aking anák
nangagbilog-bilog katawa'y malakas
nang makita ngayo'y mga ulong lahat
ang katawan ninyo'y saan nangalagak.

¡Aba niyaríng palad saan hahanapin
ang inyong katawan saan dudulangin
hininga'y papanaw kung pag-iisipin
kung ang ulo lamang siyang tatanghalin.

Oh mga bunso ko kung kayó'y kaharap
sa reinong Espanya kung tayo'y mag-usap
yaríng puso ko'y parang binubuhat
ng malaking tuwang dili hamak-hamak.

Bakit bagá ngayon ay biglang napawi
ang kinamtang tuwa'y di nagsumandali
at ang humalili'y lumbay, dalamhati
ang tangan kong puri ngayo'y nalugami.

Mga bunsong giliw kayó ang salamín
sa matá ng ¡iná't nagbibigay alíw
bakit bagá ngayon na kung panoorín
pitóng kamatayan sa buhay kikitíl.

Na kung kayo'y buháy pitó ang ligaya
ng puso ko't loob sampung kaluluwa
kasabihang dati sa tapang at sigla
haliging matibay ng reinong Espanya.

Kung hindí sinukab sa buong damdam ko
ng amaíng lilo't taksil na bayaw ko
hindi mapapatay ang mga bunso ko
kahit magkapisan itong buong reino.

Anong magagawa mga bunsong irog
ang Dios na Poon hindí natutulog
at may lilitaw rin sa mundo'y sisipot
na magpaparusa sa taksíl na loob.

Oh mga bunso kong sa puso'y nanggaling
abá mga sula ng amáng nag-angkín
ilaw niyaríng matá oh pitóng bituin
ang ating nasapit ipagpaumanhín!

Nagkaisang lahat ang inyong planetas
ng pagkakaparis kamataya't hirap
sa pagkakasabay minsang inianak
niyong iná ninyong kinapos ng palad.

Mangyari nga bagá mga bunsong ibig
kung siyang talaga ng Dios sa Langit
yayamang patay na at kayo'y umalís
yaríng hininga ko'y tila mapapatíd

Ikaw kamatayan hayo na at kitlín
yaríng hininga ko'y bigla mong tapusin
huwag ko na lamang tingna't panoorín
pitóng mga ulo na aking inangkín.

Itong emperador doroo't kaharap
malakí ang awa kay de Lara't habag
sa mga pagtangis at iniyak-iyak
ang kaniyang puso ay halos matibag.

Ang ginawa'y tambíng na sa habag bagá
sa kaawaawang kay Busto de Lara
pagdaka'y binunot taglay na espada
kaniyang hinabol ang taong nagdalá.

Kung di nakatakbo ang nasa'y patayín
yaong nangagdalá sa ulo'y naghain
si Busto de Lara'y inamo nang tambíng
madlang dalamhati sa puso'y pawiin.

Ang talaga't nasa niyaríng aking loob
ang ulo mo nama'y siyang ipapugot
ay ang nakapigil at ikinaudlot
tuwa sa lagay mong aking napanood.

Kayá kitá ngayon ay tinutulutan
muwí ka nang tambíng sa dati mong bayan
hingi ng bayaw mo kitá'y papugutan
awa ko sa iyo'y siyang nakahadlang.

Sumagot nagwika si Busto de Lara
salamat sa iyo mahal na monarka
napasisintabi ako sa lahat na
yamang pahintulot na ako'y muwi na

Ang hingi ko lamang sa iyong kalakhan
itong mga ulo ng anak kong hirang
kung bagá kaloob mailibíng lamang
at siyang pagpanaw sa iyong harapán.

Oo anang hari aking pahintulot
na ilibíng mo na kung siya mong loob
yaong tanáng ulo ay agad dinampot
ni Busto de Lara't luha'y umaagos.

Yaong mga ulo'y nang mailibíng na
ay siyang pag-alís ni Busto de Lara
biglang nagpaalam sa haring monarka
panganganak naman nitong si Ilismeña.

At kung inabutan niyong panganganak
siya'y doroon pa't hindi nakailag
dangan kabutiha't kagandahang palad
siya'y sapilitan na mapapahamak.

Ano'y nang malaman ng Haring Almanzor
sabihin ang galit ang kamukha'y apoy
pagdaka'y tumawag ng basalyong kampon
si Busto de Lara ay ipinahabol.

Hindi inabutan ng soldadong lahat
sabihin ang galit ng haring mataas
aking ipagbalík dito sa nanganak
mahal na prinsesa'y di nagdaang hirap.

Batang inianak ng bunying prinsesa
Morada Gonzalo ang pangalan niya
humuwad kumuha sa kiyas ng amá
walang pinag-ibhan buong-buong talya.

Sampu ng daliri't lagay ng katawan
pagbubukáng-bibíg siyang-siyang tunay
ang kahalimbawa'y ang isang larawan
na pininta mandín ng pintor na hirang.

Nang magka edad nang hustong walon taón
pinag-aral na ng baít at dunong
sa lakas at tapang ang nakakaukol
mabilís na bagyo't marahas na lindol.

Ang kahalimbawa ng lagay at anyo
kung sa 'kababaan korderong maamo
magpakatigas man ang loob at puso
kapag nakaharap ay pinaaamo.

Marahas na leon kung sa katapangan
di naman palalo't banayad ang asal
ang nakakatulad at nakakabagay
yaong sinasabing talarong timbangan.

Ano'y nang sumapit labíngtatlong taón
natuto ng sulat, armas nama'y gayon
mana nga'y nagpiesta ang Haring Almanzor
tanáng mga hari ay nangagkatipon.

Sabihin ang sayá na walang kapara
ang buong imperio ng lupang Turkia
pawang linatagan ng telang lahat na
lansanga't balkones may mga alpombra.

Sa gitna ng plaza may laróng torneo
ang hari't prínsipe'y pawang nagsidaló
mga duke't konde sampung kabalyero
sila'y nangagsadya at doo'y dumayo.

May komedya nama't sarisaring sayaw
may juego de pato't tablerong aliwan
at mga sugalan na ugaling mahal
doo'y nahahanda balang maibigan.

At sa larong ito ng pagtotorneo
ay malaking tuwa nitong buong reino
ang may kapalaran na balang manalo
agad puputungan ng laurel sa ulo.

Sa dapít-umaga ang pagtotorneo
niyong tanáng nobles mga koronado
at sa dapít-hapo'y iiral na dito
ang juego de pato at laróng tablero.

Mana'y yaong hari sa reinong Arabia
nakipagtablero doon kay Morada
sa tuwí-tuwi nang maglalaro sila
talo rin ang hari't nanalo ay siya.

Anang hari'y tantong nagtataka ako
sa tuwíng maglaro tayo ng tablero
ako ay minsan man ay hindí manalo
ang dunong mo yata'y laláng ng engkanto.

Sumagot nagwika itong si Morada
di po sa engkanto ang dunong kong dalá
nanggaling nagbuhat sa sentidong lima
yaríng pananalo'y sa Dios talaga.

Ang sagot ng hari di sukat humigít
sa taas at dunong, mga pag-iisip
mayroon ka yatang laruáng kasanib
na kung kaya ako'y paráti nang daíg.

Hindí kalaruan sagot ni Morada
nagiging dahilan tinatalo kitá
palad mo'y mababa at ako ang una
ang lalong mabuti magtahan na kita.

Sa winikang ito'y nagalit ang hari
diyata't tuwa mong di ka magpapabawi
sagot ni Morada ang nasa ng budhi
lahat kong tinalo'y aking isasauli.

Ang hari ay tantong nagalit na lubha
ano't tatanggapín ang tinalo kayá
ang para mong bata na anak sa lupa
sa isang paris ko'y palalong magwika.

Anopa't ang sabi'y nagkakatutoo
anong hahanapin sa isang para mo
ang buong may sala ako rin at ako
naglaro sa isang hijo de bastardo.

Ikaw pa man yata'y aking mabibilí
ng aking salapíng di muntí't marami
ang sasaulan mo'y ang para kong yarí
na sa kayamana'y tumubo't lumakí.

Sagot ni Morada kayá nawiká ko
na tayo'y magtahan sa pagtatablero
nakikita ko nang di ka mananalo
masasayang lamang mga salapi mo.

At kung kayá naman ibig kong isauli
mga tinalo ko sa iyong salapi
hinahangad sana ng puso ko't budhi
makipagkaibigan sa para mong hari.

At ang kagantihan sa mabuting hangad
na hindí palalong mga pangungusap
ako man animo ay hindí maliwag
na mabibilí mo't marami kang pilak.

Anhín ko pa yao't magkakatutoo
ako'y mabibilí niyang salapi mo
ay ano't nilait na di mamagkano
at ako animo'y hijo de bastardo.

May nawika bagá akong sabing lihís
kontra sa puri mong sukat ikagalit
ano ang pumasok sa puso mo't dibdib
ang pagkatao ko'y siya mong linait.

Katimbang na kayá niyang winika mo
ang sangdaang libong tinalo sa iyo
isa pang ganoon na sa isip ko
di pa makabayad alangang tutoo.

Yamang ang ulo mo'y mapuról sa laro
siyang nagíng sanhi sa wika mong liko
dito sa tablero nagmula ang puno
sa ulo mo'y dapat na aking ipalo.

Tablero'y tinangna't siyang inihampas
ang ulo ng hari'y nadurog, nabasag
nahulog sa silya't sumabog ang utak
Morada'y nalís na't galit ay di hamak.

Nagtuloy sa iná't nagsabi pagdaka
kaniyang pinatay hari sa Arabia
dahil sa winika na hindí maganda
amá ko'y kung sino't di nakikilala.

Magdalita ka po't ngayo'y sabihin mo
na ang aking amá'y kung alín at sino
dito sa pagdustang hindí magkatuto
ang puso't loob ko'y tantong nagguguló.

Sagot ng prinsesa ang tunay mong amá
ay mahal na tao, si Busto de Lara
doon tumatahan sa reinong Espanya
ipinanganyaya niyong bayaw niya.

Kayá ang amá mo dito'y nakasapit
hari sa Espanya'y humingi ng pases
siya ang nagdalá sulat na pahatíd
gawang kaliluhan ni Rubio Velasquez.

At ang hinihingíng pinagpipilitan
sa sulat na dalá ng amá mong mahal
na itong portador na may daláng liham
kapagdatíng diya'y agad papugutan.

Sa malakíng awa ng hari kong amá
sa Portador bagáng kay Busto de Lara
hindí na sinunod and hingi sa carta
grinillosan lamang yaong isang paa

Ito na ang mula na ikinapiit
sampung pagkamatay pitó mong kapatíd
na pinaglalangan sa hukay nabulíd
kagagawang lahat ni Rubio Velasquez.

Pitó mong kapatid ay kapagkahulog
pinagsibatanan ng mga soldados
apat na heneral ang siyang nag-utos
hanggang sa mamatay hininga'y matapos.

Nang maganap nila gawang paglililo
si de Lara nama'y puputlan ng ulo
sa malakíng awa ng haring amá ko
agad pinauwi sa Espanyang reino.

Yamang batíd mo na bunsong minamahal
magtuluyan ka na sa Espanyang bayan
yaong pinatay mo'y isang haring mahal
pilit na gaganti ang basalyong kawal.

Tugon ni Morada ito'y siyang mula
pagkagunaw ngayon ng Turkiang lupa
kapag di nagbayad ang mga kuhila
saksí ko ang mundo sa dugong babaha.

Sampu ng naroon sa Espanyang bayan
na nagmunakala nitong kaliluhan
ang tangang hininga kahima't maparam
aking igagantí buhay na inutang.

Lumipad man sila't pasa panginorin
tuloy pasaklolo sa bilís ng hangin
di makaliligtas at sisibasibin
lintík na kamay ko sila'y aabutin.

Nang araw ring yaon agad nagpatabas
damít kabalyero sa kristianong gayak
at ipinalamay sa buong magdamag
hanggang di matapos kaniyang masangkap.

Ang bunyíng prinsesa'y hindí umiimík
ang luha sa matá ang namamalisbís
pagsisisi niya'y kung bakit nasambít
ang sugat sa pusong aningat sa dibdib.

Kapagka umaga agad nang nagsuot
ng damít na bagong huwad sa kristianos
lumapit sa ina at saka lumuhod
ito ang winika oh iná kong irog!

Oh mahal kong iná iyo nang igawad
mahal mong bendisyon sa bugtong mong anak
ito na ang wakas kung kulanging palad
na kitáng dalawa'y di na mag-uusap.

Kayá ináng giliw ako po'y paalam
mahal mong bendisyon sa aki'y pakamtan
ang hinihingi ko'y ugaling binyagan
at siya kong ibig sa puso'y ikintal.

Sagot ng prinsesa'y luhod na bunso ko
ang aking bendisyon ngayon ay kamtan mo
Langit na mataas siyang sumaklolo
tangan kong hininga'y tila mapupugto.

Dito na lumuhod Prínsipe Morada
at binendisyunan ng bunyíng prinsesa
sa kapangyarihan ng Dios na isa
kamtan mo bunso ko kahit ako'y mora.

Ano'y nang matapos na mabendisyunan
ng bunying prinsesa ang anak na hirang
ang dalawang matá'y parang mga bukál
nanatak na luha'y perlas ang kabagay.

Lisanin ko muna lumbay ng prinsesa
sampung pananangis at buntong-hininga
ang sasabihin ko Prínsipe Morada
sumakay na agad sa kabayo niya.

At kapagkaraka'y biglang nagpatakbo
sabihin ang tulin parang ipo-ipo
ang tinumpa niya't kaniyang tinungo
ang kinalalagyang plaza ng torneo.

Ano'y nang dumatíng sa gitna ng plaza
pagdaka'y pinigil ang kabayo niya
at saka nagwika ¡oh, haring aguila!
na sinusukuan ng pitóng korona.

Nguni't tigil muna oh sentidong limá
at di magkasundo ang naturaleza
sa malakíng galit nitong si Morada
halos di maturan ang daláng querella.

Ang kahalimbawa'y bulkan mandíng tanto
na sumisilakbo ang apoy sa puso
tila sa damdam ko'y nagkaliko-liko
mga pangungusap ay di makawasto.

Sa buong isip ko't muntíng agam-agam
ang hamog ng rocio'y kung di mawiligan
plemang nasa dibdib ay di paluluwal
at ang masasapit mag-aantok lamang.

Yamang nangyari na itong pedimiento
lumináw-lináw na ang mga matá ko
nang aking matikman ang hamog ng rocio
ang plema sa dibdib napawing tutoo.

Ipatuloy ko po yaring pagbabadya
Morada Gonzalo ng pagquequerella
nang dili wikain ng taong lahat na
maraming recado ay kulang sa lasa.

Wika ni Morada ako'y pakinggan mo
haring sinasamba ng lahat ng turko
sakop na korona ay pitóng imperio
ng globo terrestreng kabilugang mundo.

Ang lahat ng hari'y agad napatigil
anang isa't isa na kung pagmalasin
batang kabalyero na bagong dumatíng
kung di si Morada ay kristiano mandín.

Anang emperador ano't magíng siya
nang ako'y parito kanginang umaga
ako'y bago nalís ay aking nakita
doroon sa torre't kausap ng iná.

Itong si Morada'y umulíng nagwika
anong iniisip nangaritong pawa
sapagka ang tingín ako'y muntíng bata
ay tinatalikdan kung sila'y magwika.

Anang emperador ikaw'y mahimanman
at ang iyong sabi'y ipagpatuluyan
huwag maghinuha sa ibang usapan
at kitáng dalawa ang magsalitaan.

Sagot ni Morada'y malakíng pagkutya
dini sa lagay ko palibhasa'y bata
sa pagkalalaki anong sapantaha
sa tanáng narito ay mangahihiya

Anang emperador galit mo'y paglubag
ang sadya mo't layon iyong ipahayag
sagot ni Morada kayo'y makimatyag
mga napipisang naritong kaharap.

Ang puno't dahilan niyaríng pagparito
may isang masetas taním sa puso ko
ang pag-aalaga'y hindí mamagkano
ang idinidilíg tunay na dugo ko.

Ang halamang ito'y paminsang nagsuplíng
pitóng mga buko mutyang maniningníng
ang pag-aalaga'y di sukat sabihin
na kung mangyayari'y di pahipang hangin

Sabihin pa bagá ang pamumukadkad
ng pitóng bulaklak na bagong sumikat
nagsipanaghili ang idolatrias
sa mga nagyaring ginawang asañas.

Manang sa ganitong mga karikitan
sabihin ang tuwa nitong may halaman
di pa dumaratíng sa kapanahunan
suminbuyong agad ang kapangyarihan.

Pinagkurokuro't pinag-isip ito
tatlong traidores itong paglililo
hanggang sa nangyari kanilang konsierto
mga pagdarayang laláng ng dimonyo.

Magmula na noo'y nalagas sa tangkay
pitóng mga mutya nitong may halaman
di ko na masabi daláng kalumbayan
at baká maramay yaríng aking buhay

Na kundangan bagá mga taong dungo
di na pinag-isip ang ginawang liko
kung inubos nila ugat sampung puno
buhay nila sana'y walang pagkapugto.

Itong itinirang kaugat-ugatan
ay siyang sumibol nanariwang tunay
at siyang may cargo na pinagbilinan
sukat na maningil sa mga sukaban.

Kaya Haring mahal ngayon ang wika ko
kahit ipag-adya nitong buong reino
tusón ko sa dibdib ang sinasaksí ko
ang aking nawika'y walang pagbabago.

Abá mga taksil anong hinihintay
at hindí lumabas ngayong magpaminsan
nang yaríng galit ko ay huwag masubhan
ng dugong babaha sa inyong katawan.

Halina, halina mga koronado
tanáng napipisan prínsipe't ginoo
makilangkap naman tanáng kabalyero
sa gitna ng plaza ay hinihintay ko.

Anang emperador hindí katuwiran
na nag-iisa ka ikaw'y paglahatan
sagot ni Morada'y ang kahalay-halay
yaong nasa hukay pinagsibatanan.

Anang emperador maghunos-dili ka
na batang-bata pa'y tantong pangahas na
baká sa isip mo at akala bagá
gawáng biro lamang itong pagbabaka.

Na kapag natapos saka magsisisi
kung wala nang daang ikapangyayari
ang dikit mong iyon kung siyang maapi
ang Araw at Buwan parang nag-eclipse.

Kung mapilit ka rin ikaw ay humirang
isa sa kanilang iyong makalaban
sagot ni Morada kung gayo'y paluwal
mga traidores apat na heneral.

Na huwag maliban iyong palabasín
heneral mong apat lilo't sinungaling
baká yaríng galit ay di na mapigil
mataas mong trono ay lapastanganin.

Dito na nagalit ang monarkang bantog
(aniya'y) pangahas at taksíl na loob
di na nagpitagan at naglingon-likod
sa tanáng naritong haring koronados.

Palibhasa'y bata tanto kang pangahas
walang muntíng galang sa tanáng kaharap
sagot ni Morada ang tapang ko't lakas
walang tinutunton na reglang akibat.

Reglang sinusunod ang katapangan ko
na isinusumpa sa harapán ninyo
kapag nagkasala'y kahit koronado
ang pagpaparusa ay itatambíng ko.

Lalo nang nag-alab galit ng monarka
tantong mapalalo kung ikaw'y magbadya
baka kung subukin walang magawa ka
pinapangyayari mga pamamansa.

Yayamang ibig mo't nagpipilit ka rin
ngayo'y maghintay ka at palalabasín
at ang masasapit iyong mararatíng
ang buhay mong ingat ngayo'y makikitil.

Inutusan na ngang pinapanandata
apat na heneral lumabas sa plaza
lilong kabalyero nang di namamansa
agad salakayin kitlan ng hininga.

Sagot ni Morada oh mga bulaan
ang akala ninyo ay hihipan lamang
nguni datapuwa't ngayon matitikman
lintik na kamay kong walang pakundangan.

Anang henerales ito'y siyang wakas.
buhay mong inangkin siyang pagkautas
sagot ni Morada ang kamay kong kidlat
magsisilbí ngayong kulog na marahas.

Dito na minulan mga pagbabaka
tanáng paghahamok na kagitla-gitla
sabihin ang tapang nitong si Morada
mga kaliksihan ng pananandata.

At ang mga bató na tinutuntungan
nitong si Morada'y napapailandang
bulalakaw mandín ang nakakabagay
lintík ang kamukha ng espadang tangan.

Ang sikat ni Febo'y pinapag-eclipse
liwanag ng Araw ang kamukha'y gabí
halos di magkita oriente't poniente
nag-ulap ng dilím itong buong orbe.

Ang pagtatagaan walang húmpay mandín
na di nagpupuknat sa gayong kadilím
na kung magkapingkí ang mga patalím
parang nalalaglag ang mga bituin.

Dugong nangagkalat sabihin pa bagá
nalalaganapan ang gitna ng plaza
hindí nga matanto at di mapagsiya
kung sinong may sugat na napalamara.

At ang nagíng hangga nitong paglalamas
nang mapaghusay na't mapawi ang ulap
apat na heneral ay tadtad ng sugat
nabuwal sa kampo't hininga'y nautas.

Morada Gonzalo'y tambíng nagwika pa
abá pinopoon dakilang monarka
kung may nagdaramdam labas na dali na
hanggang may panahon ay magsamantalá.

Hindí nakaimík ang alín ma't sino
sampu ng monarka at tanáng konseho
gayon din ang madlang haring koronado
prínsipes at konde sampung kabalyero.

Wika ni Morada kung walang lumabas
sa malakíng takot na di hamak-hamak
aking pupugutan itong mga sukab
sa kanilang utang ay nang makabayad.

Pagdaka'y nanaog pinutol ang ulo
at iniangkas na doon sa kabayo
at saka sumakay ang winika'y ito
ako'y paalam na imperio ng Turko.

Paalam monarka na kagalang-galang
Almanzor na hari na pinagtatakhan
sukat pasalamat itong kaharian
at nakabayad na ang may mga utang.

Siya nang pag-alis nitong si Morada
ang tinungo niya'y ang reinong Espanya
ipagparito ko naman sa monarka
sampung konseheros na kasama niya

Anang Emperador konseho kong kasi
ako'y marami nang nakitang bayani
hindi para niyan ang tapang at liksí
sa gayong kabata'y alangan si Marte.

Sa wika ng hari sumagot ang tanán
wala nga po mandin sa mundong ibabaw
apat na heneral balita ng tapang
hindi tinugutan hanggang di namatay.

Anang Emperador yamang umalis na
ngayon ang utos ko na lalong maganda
ating pasusian ang pintong lahat na
at baka magbalík yaong palamara.

Lisanin ko muna ang tangang pangamba
nitong buong korte't imperiong Turquia
ang sasabihin ko Prínsipe Morada
nang siya'y dumating sa reinong Espanya.

Pagdaka'y nagtuloy sa real palasyo
humarap sa hari't sa tanáng ginoo
saka ang winika'y bunying soberano
kamtan mo na wari tuwang mago't mago.

Sapagka't ikaw po ang batóng mataas
binigyan ng Dios ng buong facultad
sa kabaitan mo at dunong na wagas
doon nangangapit ang tanáng ovejas.

Siyang kinukunan ng aprobacion
ng ginto at pilak kung bagá sa krisol
sa lilim at yabong ng iyong yamungmong
ang tanáng basalyos ay sumasalilong.

Ang mahal na hari sumagot pagdaka
bunying kabalyeros anong sadya't pita
halina at lapit sa luklukang silya
ang layon mo't nasa'y iyong ipagbadya.

Prínsipe Morada umupo nang agad
sa silyang luklukan at saka nangusap
!oh vuestra alteza at sacramajestad
yaring sasabihin dinggin po kung dapat!

Ako po (aniya'y) doon nanulakan
sa reinong Turquia't ang kadahilanan
kaya naparito ako'y inutusan
tatlong oidores maningil ng utang.

Oidor na una ang ngala'y Memoria
ang entendimiento'y siyang ikalawa
at yaong ikatlo'y voluntad na sadya
siyang nagpropuesto ng aking demanda.

Nang di lumalawig ay aking tuturan
ang demandang ito at querellang tangan
oh vuestra alteza na kagalang-galang
taynga ay ikiling at panaingahan.

May pitóng merkader na di kakilala
na may taga rito at taga Turquia
umutang sa akin nang panahong una
ipinangalakal ng kolor de grana.

At ipinagbilí sa Turkiang siudad
sabihin ang tubo na di hamak-hamak
magpahanggang ngayo'y hindi nagbabayad
sa tipáng panaho'y lampas nang di palak.

Nang utangin nila ang bagay na ito
ang nasa piansa ay pitó katao
dapuwa't ang apat nagbayad ng cargo
tatlo na po lamang ang sinisingil ko

Na kung nangulugi'y anhín ko pa bagá
kahit nagkagayon di ko alumana
nagtubo po naman silang para-para
bakit di magbayad ng inutang nila.

Kayá ang wika ko oh Haring marangal
ang hustisya mo po ngayo'y ipatanghal
nang upang matanto't aking maalaman
ang kahatulan mo't mga kasagutan.

Ang sagot ng hari'y di ko mapaghaka
mga sinabi mo'y tila balintuna
sa buo kong damdam malakíng sakuna
ako'y tapatín mo ng pagsasalita.

Wika ni Morada oh Haring marangal
di mo bagá tanto't napag-aalaman
ang sikat ng araw kahima't matakpan
gigiít na pilit ang kaliwanagan.

Gayon din po naman ang mga matuwíd
kahit sa ilalim lilitaw na pilit
kapag napawi na ang labo ng tubig
ang kaliwanaga'y siyang mamamasíd.

Oh bunyíng Alteza kung ano ang sagot
at magiging hatol ng puso mo't loob
nang aking matanto ngayon at matalos
upang yaríng puso ay mapanibulos.

Ang sagot ng hari ang hatol kong tapat
ang balang may utang dapat na magbayad
tugon ni Morada Hari ko'y salamat
paalam po ako sa mahal mong harap.

Di kawalang galang sa iyong Alteza
yamang ang hatol mo ngayon ay yari na
paalam sa iyo't dausin ko muna
upang yaríng puso'y magkamít ginhawa.

Pagdaka'y nagtindíg Morada Gonzales
sa kabayo niya ay biglang lumapit
sumakay pagdaka at saka pinihit
tinungo ang bahay ni Rubio Velasquez.

Ano'y nang dumatíng sa tapat ng balkon
kabayo'y pinigil ang winika'y gayon
oh Rubio Velasquez tampalasa't pusóng
ang lagay kong yarí dinggíng mahinahon.

Dungaw ako dungaw tampalasa't sukab
at ako sa iyo'y may ipangungusap
ito na ang siyang panahon at oras
lagay mo sa mundo pagkapawing lahat.

Nahihimbíng ka man sa katre mo't kama
ang loob at puso ay walang balisa
pagbangon dalí na't gamit ang sandata
at naririto na ang magpaparusa.

Pagdaka'y dumungaw si Rubio Velasquez
sampu ng kapitáng kaniyang kasanib
sino ka (anila) taksíl at balawis
sa aming pagtulog nagbigay ligalig.

Sagot ni Morada'y ako'y yaong kidlat
galing sa Turkia na dumaragabdab
kayó ay manaog nang inyong matatap
nang maniíg tayo mga pag-uusap.

Hindi naman sukat malimutan ninyo
ginawa't inasal sa infanteng pitó
na pinagdayaan sa Turquiang reino
¿ito bagá'y asal dugong kabalyero?

Halina halina wika ni Morada
tanto ko na't batíd tapang ninyo't sigla
kasabihang dati sa pakikibaka
pinapatay ninyo ang dating patay na.

Siya nang paglabas ni Rubio Velasquez
sampu ng kapitan sila'y magkaparis
sa damit at armas gayon din sa tindig
agad sinalubong Morada Gonzalez.

Wika ng dalawa ay aba pangahas
na di nahinayang sa buhay na ingat
ang kahalimbawa at nakakatulad
yaong gamo-gamong susugba sa ningas.

Sagot ni Morada anhin ang pamansa
sa paglalamas na doon magkilala
kaisipan ninyo ay para nang una
niyong pagliliuhan infantes de Lara.

Ngayon ay hindi na ninyo masusukab
na maipagbilíng pumaris kay Judas
tila sa banta ko'y doon kayo buhat
tronco ni Galalong mga descendencias.

Natuturan lamang dugong kabalyero
mabuti pa yata ang isang villano
kung may muntíng hiya kayong mga lilo
di sukat humarap sa kapuwa tao.

Sagot ni Velasquez sampu ng kapitán
ikaw ay magdahan bibíg mo ay takpan
iyang iyong dila'y bunutin ang bagay
nang di ka mangusap ng kabulaanan.

Yamang hinanap mo at iyong kinita
ang dahas at liksí ng leo't víbora
magpakagaling ka lilo't palamara
ito'y siyang wakas ng iyong hininga.

Tugon ni Morada, nang inyong matikman
dulog nang madalí't ako'y naghihintay
ang lahat ng sala'y tuloy pagsisihan
walang isang kisap buhay mo'y papanaw.

Dito na nagbunggo ang kapuwa lakas
ang kahalimbawa ang leong marahas
na kung magkapingki ang kanilang armas
apoy na mistula ang nananambulat.

Sabihin ang gulo ng sangkaharian
ang lahat ng tao ay nagsipanungaw
ang akala nila't buong kaisipan
pumasok ang moro't sila'y nilooban.

Mana'y sa ganitong mga paglalamas
si Rubio Velasquez kinulang ng palad
ang tama sa dibdíb hindi nakailag
nabuwal sa lupa hininga'y nautas.

At gayon din naman ang kayang kasama
tadtad na, ng sugat na di makakaya
hindi tinugutan nitong si Morada
hanggang sa nautas ang tangang hininga.

Ano'y nang matapos kaniyang mapatay
umibís na siya't saka nilapitan
ang ulo'y pinutol at nakyat sa bahay
at sampu ni Lambra tuloy idinamay.

Nang matapos niyang maputol ang ulo
nanaog sa bahay nakyat sa kabayo
ngayo'y nakabayad silang papareho
hinanap ang bahay ng amang si Busto.

Ipagparito ko kay Busto de Lara
siyang sasibihin ngayo't ibabadya
mula nang dumatíng sa reinong Espanya
hindí nagbabangon sa hihigang kama.

Dahilan sa lumbay na hindí maisip
niyong pitóng anak buhay na nasapit
sa araw at gabí'y hindí matahimik
at tuwí-tuwí na'y hihibík, tatangis.

Nang masunduan na nitong si Morada
bahay na tahanan ng kaniyang ama
doon sa portero'y tumanong pagdaka
kung ang bunyíng konde'y naroroon bagá.

Sagot ng portero'y anong inyong ibig
sa mahal na konde nariya't may sakít
mula nang dumatíng dito at sumapit
hindí na nagbangon sa hihigang baníg.

Wika ni Morada ang aking talaga
sa mahal na konde makikipagkita
na kung mangyayari iyong ipagbadya
ako'y papanhikín kung walang bisita.

Sagot ng portero'y wala mandíng daan
di nakikiusap sa sino't alín man
mula nang manggaling sa Turkiang bayan
sa kanyang kuwarto'y di napaluluwal.

Sa araw at gabí ay di matahimik
walang ginagawa kundi ang manangis
ang pagkakayayat nagíng butó't tiník
ang kulang na lamang hininga'y mapatíd.

Wika ni Morada ay kung kalooban
na kung mangyayari iyong ipagsaysay
ó kung dili kayá ako ay samahan
sa kaniyang katre at kamang hihigan.

Tugon ng portero'y kung gayo'y abata
aking ituturo ang hihigan niya
at upang din lamang na kayo'y magkita
ang kaniyang puso'y magkamít ginhawa.

Ano'y nang dumatíng doon sa hihigan
tambíng kay Moradang agad napakinggan
konde'y nananaghoy ganito ang saysay
¡mataas na Langit ako'y alalayan!

Manga pananaghoy at buntong hininga
aba mga sula ng dalawang mata
oh mga bunso kong habilin ng ina
ang ama ay bakit inyong inulila!

Hanggang saan bagá yaríng kahirapan
sa buo kong isip walang katapusan
nguni nasaan ka lilong kamatayan
at hindí utasín yaríng aking buhay.

Siya nang paglapit nitong si Morada
ang wika sa konde lumbay mo'y pagbawa
yaong arco-iris ngayo'y sumilang na
nakapagpahupa ng unos at sigwa.

Ngayo'y nabuksan na yaong panganorin
nawala ang ulap napawi ang dilím
mga pagluluksa'y iyo nang alisín
at ang ihalili'y tuwang sapín-sapín.

Ang mahal na konde'y agad natigilan
pinihit ang mukha't mata'y itinunghay
at saka nagwikang ikaw'y anghel yatang
nagmula sa Langit kung aking pagmasdan.

Ang wika at sagot Prínsipe Morada
ako po'y merkader galing sa Turkia
ang aking kalakal lumbay at ligaya
dinala ko rito't kung bibilí siya.

Ang sagot ng konde kung sa kalumbayan
ako ay tigíb na't wala nang pagsidlan
nguni't ang sabi mong ligayang kalakal
siyang ipakita't ibig maalaman.

Wika ni Morada ngayo'y maghintay ka
at aking kukunin nang iyong makita
yaong pitóng ulo agad nang kinuha
saka inilagay sa isang bandeha.

At pinamutihan na pinakarikít
tinakpang mabuti ng isang manteles
saka nang matapos agad ipinanhík
at inilapit na sa kondeng may sakít.

Ano'y nang maharap sa kondeng marangal
bandehang may takíp pagdaka'y binuksan
ang loob at puso'y nagulumihanan
nang makita niya'y nagkakamamanghan.

Ako'y saklolohan Dios ko aniya
ano bagá itong aking nakikita
pitóng mga ulo na nasa bandeha
para nang nangyari sa reinong Turkia.

Ang puso ko't loob tantong nagugulo
sampu ng *Potencias* at limang *sentido*
ligayang kalakal na sinasabi mo
ito bagá yaong tampalasa't lilo?

Wika ni Morada'y siya't dili iba
malasing mabuti ng mahal mong mata
at upan din lamang iyong makilala
lumbay ng puso mo'y magkamít ginhawa.

Nang mabilanggo ka sa Turkiang siudad
sa isang lamesa'y doon iniharap
taong pitóng ulo'y lason at kamandag
ang buhay mong tangan ay halos mautas.

Kung ang ulong yao'y nagíng kasakitan
na halos malagot ang hiningang tangan
itong aking hain ay kaiba naman
kahiyang at lunas ng tangan mong buhay.

Kaya ang wika ko'y iyong pagmalasin
ng mahal mong mata at pag-usisain
itong mga ulong dala ko at hain
nang makilala mo kung sino at alín.

Ang wika ng konde sa sarili niya
kung hindí mamali yaríng mga mata
ito yaong taksíl na hindí sasala
si Rubio Velasquez kondeng palamara.

Ito namang isa'y tunay na kapitán
kasapakat niya niyong kaliluhan
mapapalad kayo oh mga sukaban
di na nakabangon ako sa hihigan.

At itong may buhok ay hindí sasala
sa kondesang sukab na si Doña Lambra
ito ang yumakag sa kondeng asawa
kapanganyayaan na ginawa nila.

Nguni't itong apat na kasama rito
di ko makilala na kung sino-sino
sa lagay ng mukha'y kung pagmalasin ko
ga tila anakin pawang mga moro.

Ang mahal na konde mata'y nang kilanlin
yaong mga ulo't pagbilíng-bilingín
hindí rin matanto at di mapaglining
dito kay Morada pagdaka'y nagturing.

Bunyíng kabalyerong balita sa mundo
dating mapagwagíng Alejandro Magno
nakilala ko na itong tatlong ulo
dapuwa't ang apat hindí talastas ko.

Kaya ang hingi ko sa iyong kalakhan
mangyaring sabihin at nang maalaman
sampung paghahain sa aking harapán
nng mapanibulos yaríng katuwaan.

Sagot ni Morada kung gayon aniya
ay hindi pa lubos ang iyong ligaya
tunay ngang sa iyo sila'y nagkasala
bakit kaya ako ang nakakilala?

Nang mapanibulos tuwa ng loob mo
ang apat na ito'y heneral ng moro
sila ang pumatay at siyang naglilo
sa pitóng infanteng balita sa mundo.

Ito namang tatlo'y dito sa Espanya
di ko na sabihin at kilala mo na
sila nga ang siyang tunay na may sala
ngayon ang wika ko'y bigyan mo ng dusa.

Kaya inihain sa iyong harapán
gawín mo ang iyong balang kalooban
ibugso mo ngayon daláng kagalitan
nang makagantí ka sa mga sukaban.

Ang wika at sagot ng mahal na konde
sa lagay na iyan sino pang gaganti
ngayong matapos na iyong sinarili
ibig ko man yata'y di na mangyayari.

Itong kondeng mahal sa malakíng tuwa
agad nakabangon sa pagkakahiga
saka ang winika'y oh Marteng balita
anong igagantí sa iyong sanghaya.

Ngayon ang hingi ko sa buti mo't dilag
na kung mangyayari'y iyong ipahayag
ang kalagayan mo sampu ng pamagat
sa habang panahon upang makabayad.

Tugon ni Morada ako po aniya
tumubo't lumakí sa reinong Turkia
ang kinagisnan ko kapagkabata na
inang nagkandili hamak na pastora.

Bagaman mahirap ang inang poon ko
sa ibang ginhawa'y di huhulí ito
nakaririwasa hindí man gaano
at di naman lubos mahirap na tao.

Nang lumakí-lakíng ako'y magkaedad
ang amang poon ko'y aking pinaghanap
kung aking itanong sa ina kong liyag
ako'y nalilibang at di magpahayag.

Sa gayon nang gayong aking namamasíd
di kaginsa-ginsa'y pinukaw ang dibdíb
ng isang pangahas taksil at balawís
ang pagkatao ko'y kaniyang linait.

Ang puso ko't loob tambíng na nag-alab
ang buhay ng lilo ay aking inutas
saka itinanong sa ina kong liyag
ang poon kong ama ngayo'y ipahayag.

Hindí nakatanggí ina kong mahal
agad nang sinabi ang puno't dahilan
aniya bunso ko ay iyong pakinggan
yaring nasa pusong laong iningatan.

Kung ibig kilanlín ang mahal mong ama
magsadya ka ngayon sa reinong Espanya
narito at dalhín ang retrato niya
at kung masunduan iyong ipakita.

Inabót kong tambing mahal na retrato
kusang nagpaalam ako sa ina ko
aking nabungguan pitong mga ulo
agad kong pinatay dala ng galit ko.

Nang ako'y dumatíng dito sa Espanya
itong buong reino'y aking nagala na
balang pagtanungan ang sabi at badya
ikaw raw ang tunay na nakakikilala.

Kaya kondeng mahal utang ko ng galang
sa iyong kalakhan at kapangyarihan
tuloy hinahagkan iyong talampakan
mangyaring ituro ang ama kong mahal.

Ang wika ng konde sa sariling isip
malaking hiwagang talaga ng Langit
bunyíng kabalyero pagbuhat magtindíg
ngalan ng ama mo'y iyong ipagsulit.

Di bagá kilala ang mahal mong ama
at di mo talastas ang pangalan niya
di ko nababatíd, wika ni Morada
taglay ko po lamang ang retrato niya.

Ang wika ng konde kung gayo't nariyan
iyang sinasabíng dalá mong larawan
ay kung makita ko at aking matingnan
agad makilala't mapagsiyang tunay.

Itong si Morada'y may sadyang salamin
mula sa Turkia nang siya'y manggaling
na kung kaya dala't iningat na lihim
sa kapanahuna'y doon gagamitin.

Nang oras ding yaon agad iginawad
sa mahal na konde ang salamíng ingat
sa kuadrong ito po'y iyong mamamalas
nariya't tingnan mo ang ama kong liyag.

Makita ng konde banday bagá kaya
na ang napanungha'y kaniya ring mukha
nagtakang di hamak at saka nagwika
ito ang salamíng pintura ma'y wala.

Tugon ni Morada di mo nasisilip
na nalalarawan ang ama kong ibig
dito na natanto ng konde't nabatíd
agad napaghulo ng kaniyang baít.

Dito natalastas naunawa niya
ang gawang paraan nitong si Morada
tumulo ang luha at saka nagbadya
halina bunso kong tali ng hininga

Oh anak kong giliw halina at yakap
ang kabutóng ama na lipos ng hirap
di ka nakilala gayong kaliwanag
ang lumbay sa puso siyang nakabulag.

Ikaw nga't di iba ang aking liwayway
maningas na tala na bagong sumilang
siyang nakapawi mga kalumbayan
sa kamatayan ko ay nagbigay buhay.

Yakap ako bunso dampi yaríng dibdíb
yakap ang ama mo na tatangis-tangis
laong naulilang parang isang yagít
itinatampulan sa dagat ng sakit.

Dito na nagyakap dalawang mag-ama
humalík ng kamay Prínsipe Morada
at saka nagwika oh ama kong sinta
yaríng sasabihin pakinggan po niya.

Yamang batíd mo nang ako ay anak mo
nagbuhat nanggaling diyan sa puso mo
sa mahal mong ampon at mga saklolo
doon umaasa ang abang lagay ko.

Ang nakakatulad at nakakaparis
ibong pabo real na sakdal nang dikit
ginto mandíng wagas ang pakpak at bagwis
kung tingnan ang paa ay kahapis-hapis.

Sa tuwí-tuwí na na maalaala
ang puring nasahol at naalimura
agad manglulumo at mababalisa
na halos mapatíd an gaking hininga.

Kaya amang poon, amang iniibig
tutop ang dibdíb mo't magdala kang hapis
ang kalumbayan mo ay aking binihis
bakit ang lagay ko'y iyong natitiis.

Kung ang isang anak ay di nakabatá
na di iginantí ang puri at honra
kung ang ama'y taksil sinong anak bagá
na kumilala pa sa magulang niya.

Ang sagot ng konde sukat na bunso ko
punyal na matalas ang mga wika mo
dito sa nangyari anong magawa ko
ang ina mo'y mora at ako'y kristiano.

Sa pagkapalulong ng sintang marahas
di naglingong-likod palibhasa'y bulág
ang kaniyang lagay di na napagmalas
agad nang sumuko ako't napabihag.

Kung talikdan niya ang idolatria,
na siya'y pabinyag at magkristiano na
hindí tumatanggí ang wagas kong sinta
hanggang nabubuhay ako't may hininga.

Tugon ni Morada'y kung siyang dahilan
ang ina ko'y mora nagíng kapintasan
kung tapat ang loob na di magkukulang
ako ang bahala na magpaparaan.

Di ko pag-aanhín agad nagkaisa
mga pag-uusap dalawang mag-ama
ipagparito ko hari sa Espanya
agad nang tinipon ang konseho niya.

Ano'y nang matipon agad nang nagsulit
mga konseheros kayo ay makinig
banta ko'y alam na't inyong nababatíd
itong pagkamatay ni Rubio Velasquez.

Sampu ng kapitán na kasama niya
kondesang si Lambra'y napakiramay pa
ngayon ang tanong ko ay kung dapat bagá
magdusa ang lilong sukab palamara.

Tutoo't sa akin siya'y nuhang alam
na ang wika niya'y sisingíl ng utang
sa buong isip ko ay walang anoman
kung kaya ko siya pinahintulutan.

Saka ang nasapit ngayon at nangyari
itong tatlong buhay kaniyang pinuti
kaya bagá ngayon yaring aking sabi
mag-akala kayo ng lalong mabuti.

Ang sagot ng lahat oh sacramajestad
kung sa harapanan at hindí sinukab
kung kapuwa silá nagdaan sa armas
sinomang mamatay walang maghahanap.

Ano kayáng bagay na puno't dahilan
ang kanilang tema na pinag-awayan
anóng pagkaisip datíng kataniman
itong kabalyero ng bunyíng heneral.

Ang wika ng hari ay inyong tawagin
sa aking harapán ngayon din dumatíng
ang puno't dahilan ay itanong natin
kung bagá may sala ay ating sisihin.

Pagdaka'y tinawag itong si Morada
at sampu ng konde tuloy na sumama
humarap sa hari dalawang mag-ama
pagdaka'y nagbigay ng galang na sadya.

Ang sagot ng hari salamat sa iyo
ngayon ang tanong ko bunyíng kabalyero
ano bagáng sala ginawa sa iyo
ni Rubio Velasquez agad pinatay mo.

Sampu ng kapitán iyong idinamay
ang Kondesa Lambra ay gayon din naman
na kung walang sukat na naging dahilan
dapat na magdusa ang may kasalanan.

Monarkang dakila tugon ni Morada
sa ganoong lilo'y nahihinayang ka
kahi't nabubuhay wala ring halaga
ikahihiya pa ng setro't korona.

Kung bagá sakali at may nagdaramdam
sa tanáng narito na nagkakapisan
kung may nalalabí na kamag-anakan
kaınày ko't espada dating nalalaan.

Morada Gonzales nagbunot nang agad
tumayo sa kampo matá'y nagniningas
sino man sa inyo kapag may nangusap
saksí yaríng buhay ang ulo'y lilipad.

Ang mga konseho pagdaka'y nagbadya
batang walang galang sa ganitong hunta,
ano't nagpahamak agad nagbunot ka
sa harap ng hari at bunyíng monarka.

Di mo bagá tanto na dapat gumalang
at mangayumpapa sa monarkang mahal
sa ganitong hunta ay nagpasilambang
dangan ang wala kang galang kamunti man.

Tugon nı Morada ang tapang ko't lakas
walang igagalang na sino mang sukab
anang konseheros lubha kang pangahas
tantong mapalalong mga pangungusap.

Pagdaka'y nagbunot ang tanáng konseho
agad hinandulong Morada Gonzalo
kagyat napagitna ang Konde Don Busto
sampu ng monarka'y pumayapa rito.

Anang haring mahal kayó'y maghimanman
ano't mabubuyo sa ganitong bagay
ikaw kabalyero'y iyong ipagsaysay
ang dahil ng iyong mga kagalitan.

Ang wika ng konde Morada'y pagnilay
at ang iyong gawa'y hindí katuwiran
oh sacramajestad iyo pong pakinggan
at ako sa iyo'y siyang magsasaysay.

Oh monarkang bantog, titigan ng matá
dili iba't ako'y si Busto de Lara
na inutusan mong magdalá ng karta
nagíng mensahero sa reinong Turkia.

Ang sulat na ito'y lihim na pinalit
kaliluhang gawa ni Rubio Velasquez
nálalamán doon sa karta at titik
portador ng sulat ay putlan ng liig.

Bukod pa sa rito gawang kaliluhan
ni Rubio Velasquez taksil na heneral
doon sa nangyari sa guerrang nagdaan
ang pitóng infante kung kayá napatay.

Ang parayang gawa'y di sukat maisip
na sa isang hukay doon ibinulíd
at saka tumakbo't silá ay umalís
iniwang talaga ang pitóng infantes.

Ang lahat ng moro'y nagbalík nang agad
palibhasa ngani dating kasabuwat
at pinaulanan ng palaso't sibat
hanggang sa natapos hininga'y nautas.

Ang pitó kong anak ay nang mapatay na
ako sa palasyo'y ipinatawag na
doon iniharáp sa isang lamesa
na may pitóng ulo ng anak kong sinta.

Nang aking makita ang lagay at asal
ako po'y nabuwal sa silyang luklukan
sa malakíng awa ng haring marangal
ang wika'y muwi na sa dati kong bayan.

Sa habang panahong ako'y napipiít
sa reinong Turkia at nagkakasakít
aking nagíng bunga talagá ng Langit
bunyíng kabalyerong Morada Gonzales.

Oh vuestra alteza ikaw po'y maglining
kaliluhang ito'y kung dapat damdamin
at kung nagíng salang di mo minagalíng
ngayo nang hingi ko'y iyong patawarin.

Ang wika ng hari ngayon ko natatap
dapat na damdamín ng puri mong hawak
sa mga ginawa sa pitó mong anak
dapat kamtan ninyo ang buong patawad.

Ngayon ang tanong ko bunyíng kabalyero
kung ano ang lagay ng kamahalan mo
tugon ni Morada ¡oh haring poon ko
moro ang katawan ang puso'y kristiano!

Sa sagot na ito ang tuwa'y di hamak
ng mahal na hari at konsehong lahat
dito sa natanto nila't natalastas
gawa ni Morada na tutoo't tapat.

Ang wika ng hari kung ibig mong kamtan
ang Santo Bautismo ng pagkabinyagan
tugon ni Morada'y dating nalalaan
kukunin ko na ang ina kong mahal.

Kung mairaos na ang sadya at pakay
sa reinong Turkiang aking paglalakbay
kung ako'y magbalik saka ko na kamtan
sampu ng ina ko ay mapakiramay.

Prinsipe Morada pagdaka'y dumulog
sa kaniyang ama at saka lumuhod
(aniya'y) paalam amang iniirog
bendisyon mong mahal na ipagkaloob.

At aking kukunin ang ina kong mahal
sa reinong Turkia at nang mabinyagan
kaya amang giliw ako ay paalam
ang bendisyon mo po sa aki'y pakamtan.

Ang wika ng konde oh anak kong sinta
sa kapangyarihan ng tatlong Persona
ikaw'y patnubayan tuloy ipag-ádya
na hanggang dumatíng sa reinong Turkia.

Itong si Morada nagtindíg na kagyat
sa kabayo niya ay agad umakyat
paalam po hari at konsehong lahat
at nagpatakbo nang tulin ay di hamak.

Ihantong ko muna Prínsipe Morada
at sampu ng hari't konsehong iba pa
ang aking sabihin ngayo't ipagbadya
ang tagá Arabiang napasa Turkia.

At ang sadya doon ay ipagsasakdal
sa mahal na hari gawang kaliluhan
Prínsipe Morada niyong pagkapatay
so monarka nila na iginagalang.

Pagka't nang umalís tanáng koronado
hari sa Arabia'y di nuwi sa reino
nabalita lamang sa mga konseho
Prínsipe Morada ang siyang naglilo.

Nang gabí ring yaon itong si Morada
ay siyang pagdatíng sa reinong Turkia
sa alín ma't sino'y di napakilala
nagtuloy sa torre't humarap sa ina.

Ano'y sa makita ang prínsipeng bantog
pagdaka'y niyakap luha'y umaagos
oh anak kong giliw at bunso kong irog
Langit na mataas alíw niyaríng loob.

Tanong ni Morada oh ina kong liyag
ano ang dahila't ikaw'y nasisindak
huwag mong ituloy luha mo'y malaglag
at papanaw mandín ang hiningang hawak.

Sagot ng prinsesa bunsong malulugdín
tala kong masikat at aking bituin
ngayong narito ka malakíng panimdím
kung di ka makita hindí magupiling.

Ang aking panimdím sa iyo'y di iba
konseho'y dumatíng na tagá Arabia
sa haring nuno mo siya ay naghabla
dahilan sa buhay na iyong kinuha.

Tugon ni Morada'y ano't masisindak
sa taga Arabiang lilo't sukab
kung hindí po bigla yaríng aking lakad
dulo ng espada aking ibabayad.

Mahanga'y ngayon din sila'y parunan ko
nang di mamihasang umuling parito
wika ng prinsesa pagnilay bunso ko
at baká pumanaw yaríng hininga ko.

Sagot ni Morada'y inang sinasamba
niyaríng aking puso sampung kaluluwa
sukat ang nabuka bibíg mong maganda
ang galit kong tangan napawing lahat na.

Laon nang panahon puso ko'y may sugat
sa dagat ng hiya doon nawakawak
ang puring nailíng at honrang nakalat
ngayo'y panahon nang dapat na magbayad.

Kung ang aking ama'y hindí tumatanggí
at kamíng dalawa'y tantong nagkaigi
ngayon ang sagot mo oh ina kong kasi
siyang hinihintay ng anak mong imbí.

Ibong golondrina doon ka tumulad
nang pagkakandili sa kaniyang anak
ang mga inakáy kung bagá mabulag
kikita ng tapal kahiyang at lunas.

Sagot ng prinsesa'y bunsong iniirog
batíd mo na't tanto dating natatalos
ano man ang nasa ng puso mo't loob
ang lagay kong yari'y umaalinsunod.

Tugon ni Morada'y inang liniliyag
kung bagá gayon po ikaw ay gumayak
ng damít at hiyas bastamentong lahat
at huwag maliban ang ating paglakad.

Di ko pag-aanhín ang bunyíng prinsesa
pagdaka'y gumayak at inihanda na
nang oras ding yaon tuloy isinadya
tanáng bastamento sampung damít niya.

At saka nagsuot damít kabalyero
sumakay sa isang matuling kabayo
hindí natmalayan ng alín ma't sino
na hanggang dumatíng sa labas ng reino.

Kanilang paglakad lisanin ko muna
ang Haring Almanzor siyang ipagbadya
nang mauinaga na at magisíng siya
agad nagsiharap konsehong lahat na.

Ano'y nang makita ng Haring Almanzor
tinawag na agad ang basalyong kampon
sa isang estrado'y doon nangagpulong
tinanong ng hari ang sadya at layon.

Dito na nagsabi ang tagá Arabia
katamplasanang gawa ni Morada
na di iginalang ang setro't korona
at ang hinihingí bigyan ng parusa.

Ang Haring Almanzor di makapangusap
ang mga de guardia pagdaka'y tinawag
hayo't inyong kunin ang prínsipeng sukab
at dito sa akin ay biglang iharap.

Agad naparoon ang soldadong tanán
pumanhík sa torre't kanilang tiningnan
nang hindí makita ang prínsipeng mahal
sampu ng prinsesa sa hari'y nagsaysay.

Ano'y nang matanto ng hari't matatap
sabihin ang galit puso'y nag-aalab
ang sinasaksi ko'y ang dioses na lahat
aking susunugin ang lilo at sukab.

Sampu ng prinsesang taksíl at balawís
ang tangan kong puri kaniyang linait
anong ginagawa ng mga dioses
at hindi pisanang ulanan ng lintík.

Ah Mahomang sukab Hupiter na taksil
Marteng magdaraya at Merkuryong halíng
para-parang bingi't wala kayong turing
sa lakas ng aking mga panalangin.

Hindi maliliban at gigibaín ko
lahat ng dambana at meskita ninyo
aking dudurugin at tatadtarin ko
susunuging lahat hanggang magíng abó.

Sa galit ng hari na walang kaukol
matá'y nangdidilat boses umuugong
sabay nagsiluhod ang basalyong kampon
ang wika'y monarkang pinapanginoon.

Bakit bagá ngayo'y di pinapangyari
at ang tanáng dioses bibigyan ng sisi
kung ibig bakahin itong buong orbe
walang kaliwagan sa tapang at liksí.

Ang dapat na gawaín oh monarkang bantog
hanapin ang lunas ng puso mo't loob
kamíng nangarito na iyong basalyos
sa balang utos mo'y umaalinsunod.

Sa amin pong isip at akala bagá
ito po ay tunay na hindí sasala
ang prínsipeng lilo sampu ng prinsesa
ang kinalalagyan ang reinong Espanya.

Na kung mangyayari ang hingi po namin
ang reinong Espanya ay agad gubatin
nang maparusahan yaong mga taksíl
sampu ng korona ay ating agawin.

Anang emperador na kung siyang loob
ay huwag maliban kayó'y magpautos
ngayon din lumakad ang mga korreos
sa lahat ng reinong aking nasasakop.

Di ko pag-aanhín lumakad pagdaka
lahat ng korreo na may dalang karta
dito'y lisanin ko at ang ipagbadya
Morada Gonzalo sampu ng prinsesa.

Habang lumalakad sa parang at bundok
dalawang mag-ina'y walang damdam pagod
ang lahat ng ibon ay nagsipatnugot
sari-saring kanta na nakalulugod.

Sa real palasyo agad nagtuluyan
itong si Morada at prinsesang hirang
ang buong sangreino'y nagsisipagdiwang
sabihin ang sayáng hindí ano lamang.

Ang mahal na kondeng si Busto de Lara
siyang kaagapay ng bunying monarka
ang bagong nagkitang konde at prinsesa
alín kayang dila ang makapagbadya

Anopa't kapuwa di makapagsaysay
at makapangusap ang sino't alín man
ang kanilang mata'y kung magkatinginan
nagsisilbíng dila sa sintang sinimpan.

Mana'y sa ganitong pagkalagay nila
ang mahal na konde'y hindí nakabatá
dila ay naumíd di makapagbadya
ang nagigrilyosan ang nakakapara.

At saka nagwika Ester na markít
dating sinasamba ng puso ko't dibdib
kahimanawari kamtang matahimik
yaong luwalhati ng Dios sa Langit.

Huwag magíng sala sa butí mo't dilag
ang kapangahasan ng dilang nangusap
pusong natutunaw sa iyong banaag
sukuban ng lilim na kung nararapat.

Tugon ng prinsesa marangal na konde
napasasalamat sa dikít mo't buti
ako'y siyang bukod sa ibang babai
kaya naparito'y naglakó ng puri.

Sa lagay tang ito ay nagkapalitan
lalaki ang siyang may kapanganiban
sa mga babai ako'y bukod lamang
tumawíd ng bundok at naglakbay bayan.

Di bagá ang sabi't dating nahahayag
ang lahat ng ibong mataas ang lipad
siyang nagsasadya sa mga bulaklak
hindí alumana ang lahat ng hirap.

Ang sagot ng konde diosang iniibig
ang hinanakít mo'y di ko maialís
ang mga wika mo'y tutoo't matuwid
diggin mo po naman ang ipagsusulit.

Aking natatanto nama't natatatap
yaong mga ibong mataas ang lipad
lalo't kung ang sinta ang siyang nag-atas
aalintanahin ang lahat ng hirap.

Nguni't kung sapitin palad na sukaban
saka maululan ng pighatí't lumbay
anong magagawa ng lakas at tapang
kundi ang managhoy at tumangis lamang.

Ang bagay na ito'y di ko na masabi
siya mong tanungín ang anak mong kasí
at kung nagkasa sa dikít mo't buti
ngayon ang hingi ko'y tawad na malakí.

Sagot ng prinsesa ako po'y gayon din
sa aking nawika na hindí napigil
agad napalulong di na pinaglining
ngayon ang hingi ko ako'y patawarin.

Di ko pag-aanhín pagdaka'y nagyakap
sabihin ang tuwa ng mga kaharap
and mahal na hari'y agad nagpagayak
ng isang malakíng piestang dili hamak.

Ang buong sangreino ay nagagayakan
mgà sari-saring larong katuwaan
lahat ng lansangan ay pinatabingan
ng mga damaskong iba't ibang kulay.

Nang araw na yaon tambíng iginayak
lahat ng daramtín sa araw ng bukas
ang hari at reina'y siyang mag-aanak
dito kay Morada't sa prinsesang hayag.

Di ko pag-aanhín nang kinabukasan
pagdaka'y tinawag ang obispong mahal
sa real palasyo ay doon binusan
ng Agua Bautismong kamahal-mahalan.

Ano'y nang matapos mabinyagan sila
ngalan ng Prínsipe Gonzalo Morada
ang prinsesang bunyí María Hismeña
ang buong sangreino'y humiyaw ng VIVA.

Nang mairaos nang sila'y mabinyagan
isinunod naman itong pagkakasal
sa bunyíng prinsesa at kondeng marangal
ay siyang paglusob morong karamihan.

Ang isinisigaw ng lahat ng tao
ay gikbang madalí ang pinto ng reino
napuksa nang lahat ang mga soldado
wala nang natira't pinatay ng moro.

Itong pagkakasal natigil pagdaka
at siyang hinapay itong pagbabaka
nagsangkap ng armas ang haring maganda
at gayon din naman konsehong lahat na.

Sampu ng prínsipeng bagong nagkristiano
pagdaka'y nagsuot naman at nagpeto
ang wika sa ama ikaw ay dumito
at huwag manaog sa real palasyo.

Ang mahal na konde'y di napasansala
sumunod nagpilit sa anak na mutya
dalawang mag-ama'y nanaog na bigla
tuloy nakipisan sa haring dakila.

Dito na nagsama ang hari't konseho
at sampu ng konde't Prínsipe Gonzalo
pagdaka'y tinipon ang mga soldado
at biglang linusob yaong mga moro.

Dito na minulan mga paghahamok
ng dalawang hukbong kakilakilabot
ang kahalimbawa'y ang lintík at kulog
bumaha ng dugo bangkay ay nagsabog.

Ang sikat ni Febo'y nagluksa ng itím
Langit ay napindan niyong panginorin
alabok ng lupa sampu ng huhangin
napaiilandang at nagsilbíng tabing.

Ano'y nang matanto ng bunyíng prinsesa
ang lumbay at hapis ng reinong Espanya
ano bagá ito oh Dios kong sinta
ang nagbibiktorya'y kampon ni Mahoma.

Pagdaka'y nagsuot ng peto't manopla
ang hawak sa kamay rodela't espada
nanaog sa kampo at nakipagbaka
leonang mabangís ang siyang kapara.

Si Busto de Lara na kondeng marangal
nakabaka niya'y bantog na heneral
pagdaka'y bumugso yaong karamihan
ang bantang konde'y napagtalukuban.

Siya nang pagdating ng bunying prinsesa
agad sumaklolo sa kasi at sinta
palad na malakí't natagpuan niya
kung dili ang konde ay napalamara

Ang kabaka naman Prínsipe Gonzalo
ang lahat ng haring mga koronado
dito napipisan tanáng ehersito
at namimiyapis parang ipo-ipo.

Sa di makagahís ang morong makapal
sa bunyíng prínsipeng balita ng tapang
agad nagsitakas at nangagtakbuhan
sa Haring Almanzor doon nakipisan.

Hinabol, inusig ng prínsipeng bantog
ang nangagsitakas haring koronados
ano mang masapit di ako tutugot
hanggang di mapuksa kayó ay maubos.

Hari sa Espanya ang pinaglahatan
di na makakaya't malakí ang pagal
siya nang pagdatíng ng prínsipeng mahal
agad sumaklolo sa haring marangal.

Pagdaka'y lumusob at hindí humantong
lupa'y nayayaníg ang kamukha'y lindol
maraming tumakas iba'y nangaburol
nalabí sa kampo ang Haring Almanzor.

Anang emperador lilong mapangahas
ano't nabuhay ka niyong ipanganak
kahit ang kampon ko ñgayo'y nagsitakas
ako'y nag-iisang sa iyo'y uutas.

Tugon ni Gonzalo paglubay ng galit
sa iyong akala'y wala sa matuwíd
sa Dios na isa'y doon ka manalig
lisan ni Mahomang taksíl at balawís.

Ang idolatria'y likha ng dimonyo
mga pagdarayang lalang ng anito
ang Dios na isa ang siyang tutoo
gumawa't lumalang nitong universo.

Anang emperador tahan lilo't sukab
at iyang bibíg mo na ngangasab-ngasab
kapag nasunggaban kita't nahagilap
aking mumunglain ang butó mo't balat.

Dito na minulan ang pagpapamook
kung tingnan ng mata'y kakilakilabot
na kung magsaksakan sabihin ang tunog
ang kahalimbawa'y ang lintík at kulog.

Sukat mahinayang sa tapang at lakas
lagay ni Almanzor na kasindak-sindak
gumagapang siya't nakikipaglamas
ang buong katawan ay tadtad ng sugat.

Ipagparito ko kay Busto de Lara
sampu ng konseho at bunyíng prinsesa
mga henerales ang nakakabaka
Aprika, Arabes balita nang sigla.

Dito nagkapisan yaong karamihan
kampon ni Almanzor mga hari't sultan
sampu ng basalyos at Turkong nagtanan
sabihin ang dami ang kamukha'y langgam.

At sa karamihan ng pakikihamok
ay ang nakabunggo ng prinsesang bantog
ang balitang tapang heneral ng Turkos
sa gitna ng hukbo sila'y nagpamook.

Sa kasamáng palad ng morong heneral
nabuwa sa lupa ang hininga'y nanaw
ang lahat ng moro'y nangahintakutan
nasira ang loob na di nakalaban.

Pagdaka'y lumuhod tuloy napabihag
agad isinuko ang kanilang armas
hari sa España kinalang hinarap
baka raw sakali na napapahamak.

Sampu sa Prisipe Morada Gonzalo
ang paghanap nila'y hindi mamagkano
at sinisiyasat sa kalakhang hukbo
nang hindi makita malaki ang gulo.

Aking ipagbalik Prinsipe Gonzalo
pagbabaka nila ng hari ng Turko
ang boung katawan tadtad nang tutoo
nabuwal sa lupa at nagumon dito.

Titindig babangon saka mabuwal
na kasindak-sindak ang lagay ng asal
lipos na ng sugat ang boung katawan
di na makabangon ibig ding lumaban.

Prinsipe Gonzalo pagdaka'y lumuhod
at hinihikayat sa wikang malambot
mga pangungusap na kalunos-lunos
upan din ang hari'y magbago ng loob.

Ang puso ng hari'y walang kasingtigas
yaong batong marmol ang siyang katulad
ang wika'y pagtindig Moradang pangahas
lapit mga lilo at muling maglamas.

Si Morada nama'y hindi kumikibo
halos sumasambang luha'y tumutulo
ang lagay ng asal at sampu ng anyo
ang kahalimbawa'y korderong maamo.

Siya nang pagdating ng konde't prinsesa
sampung konseheros at morong lahat na
lagay ni Almanzor di man nakila
Prinsipe Gonzalo nama'y sumasamba.

Ano'y sa makita ng prinsesang bantog
ang lagay ng ama na kalunos-lunos
lumapit sa harap at saka lumuhod
ito ang winika amang inirog.

Bunying emperador ay magdalita ka
pawiin sa loob ang galit mong dalá
ang luluhog-luhog anak na iisa
pakamtan ang twad sa nagawang sala.

Ako nga't di iba ang puno't dahilan
nitong narating mong mga kahirapan
ngayon ang hingi ko amang minamahal
ang mga anito'y iyo nang talikdan

Sa Dios na isa doon ka manalig
at siyang may gawa ng taong bulisik
'talikdan mo na po ang mga dioses
pagdarayang lahat ng dimonyong ganid.

Malakí ang lumbay Prínsipe Morada
at namamalisbis ang luha sa matá
tumingín sa Langit at saka nagbadya
¡Dios na Poon ko! ay magdalita ka.

Di bagá ¡Dios ko! iyong winika pa
sa mahal na Krus nang napaparipa
ang anomang bagsík ng pagkahustisya
ay lalong malakí ang misericordia.

Ay ikaw po naman oh Bírheng marikít
*salus infirmorum* ng taong bulisik
alang-alang na po sa pitó mong sákit
iyong idalangin sa Anak mong ibig.

Pagdaka'y nagtindig lumapit sa harap
itinapon niya ang espadang hawak
Almanzor na hari ang ipinangusap
sa ngalan ng Dios kitá'y tinatawag.

Ano'y nang mariníg ng bunyíng monarka
naglambot ang puso't luminaw ang matá
napawi ang galit saka nagwika pa
Prínsipe Morada ako'y bihag mo na.

Ngayon ang hingi ko ay kung kalooban
hanggang may panahon ako'y pangaralan
nang makilala ko ang Dios na mahal
may gawa ng Langit at mundong ibabaw

Kung gayon (aniya) wika ni Gonzalo
pakinggang magalíng ang sasabihin ko
itaimtim naman sa puso't loob mo
iisa ang Dios ang Persona'y tatlo.

Ang Personang una ngala'y *Dios Ama*
*Dios Anak* naman ang siyang ikalwa
*Espiritu Santo* ang ikatlo nila
aral na habilin ng Santa Iglesia.

Bagáman at tatlo sa pagka Personas
iisa ang Dios na lumalaganap
mahal na Santa Fé confirmadong hayag
dapat na sambahin ng sangmaliwanag.

Ang misteriong ito'y di sukat mahaka
at hindi matarok ng pantas na dila
palibhasa'y Dios ang may panukala
punong pinagmulan ng lahat ng gawa.

Ang Dios Anak nga ang siyang nanaog
nagkatawang tao at siyang sumakop
sa lakíng pagsinta't kaniyang pag-irog
ay nagpakamatay sa mahal na Krus.

Kung may muntíng loob ang taong kinapal
sa wagas na sintang sa ati'y pautang
buhay kamatayan siyang pinuhunan
nang tayo'y magkamit ng Lañgit na bayan.

Nguni at laganap yaong awa niya
at sukat asahan ng taong may sala
kung ano ang laki ng pagka hustisya
katimbang din naman ang misericordia.

Kaya nga ang sabi muling mananaog
huhukuman niya itong sangsinukob
balang masunurin gagantihing lubos
at ang masuwayin dusang di matapos.

Magpakabanal man kung hindí hugasan
ng Agua Bautismong kamahal-mahalan
ay hindí mangyaring tayo'y makaraan
sa pinto ng Langit na Gloria Celestial.

Anang emperador ngayon ko natatap
ang bulág kong matá'y nagkamít liwanag
alíng kayáng dila ang makapangusap
sa mahal mong awa ¡Dios na mataas!

Bunso ko Morada ay magdalita ka
ang Agua Bautismo pakamtan dalí na
at papanaw mandin ang tangang hininga
upang guminhawa yaring kaluluwa.

Hari sa Espanya doroo't kaharap
ang Señor Obispo ay ipinatawag
aniya'y magdalá ng lahat nang sangkap
na huwag maliban at dumatíng agad.

Di ko pag-aanhin dumatíng pagkuwan
ang Señor Obispo'y nagmamadalian
at baká sakaling hindí na abutan
ang Haring Almanzor agad bininyagan.

Ang Haring Felipo ang siyang nag-angkin
ulo'y itinungó't binusan nang tambing
kahima-himalang pakita sa atin
milagro ng iDos sa taong salarin.

Pagdaka'y nabahaw an glahat nang sugat
at walang natira kamunti mang bakás
tanáng napipisang doroo't kaharap
sampung mga moro'y nagsipanggilalas.

Nangag-aagawan ang lahat ng moro
ng paghingí nila tubig ng Bautismo
dahil sa nakitang dakilang milagro
awang dili hamak ng Poong si Kristo.

Ano'y nang matapos silang mabinyagan
itong emperador at sampu ng kawal
ang wika ng hari sampung mga mahal
tayo'y magsipanhik sa palasyo real.

Di ko pag-aanhin sila'y nagtuluyan
ang lahat ng hari sampung mga mahal
ang tanáng konsehong doo'y napipisan
sa sala estrado'y nupo sa luklukan.

Hari sa Espanya ay mulíng nangusap
ito ang winika at ipinahayag
bunyíng emperador na sakdal ng taas
ngayon ang hingi ko na kung nararapat.

Ang anak mong ibig Prinsesa Hismeña
talang maliwanag ng reinong Turkia
yamang magsing-ibig ang dalawang sinta
ating ipakasal kay Busto de Lara.

Anang emperador aking pahintulot
bunso ko Hismeña kamay mo'yiabot
kay Busto de Lara esposo mong irog
hangang nabubuhay magkaisang loob.

Ang wika ng hari sa reinong Espanya
oh mahal na kondeng Don Busto de Lara
kayó ay magkamay ng bunyíng prinsesa
tandang katibayang kayó'y mag-asawa.

Ang konde'y lumapit nang laking pagsuyo
oh. sinusukuang kilatis ng ginto
di man makawari ang hamak na tanso
magíng kapupunan ang atay ko't puso.

Dito na nga sila naghawag ng kamay
sabihin ang tuwa, buong napipisan
mabuhay na wari mag-asawang mahal
dalawang singpalad na bagong kinasal.

Pagdaka'y nagsaysay ang prínsipeng banto
sa kaniyang inang mutyang iniirog
salamat ina ko'y sa Poong kay Jesús
ako'y nasukuban niyong matrimonyos.

Ano'y nang matapos itong pagkakasal
hari sa Espanya nagwika pagkuwan
balitang Almanzor na kagalang-galang
ngayon ang hingi ko'y mangyaring tulutan.

Ang prínsipeng mahal balita sa mundo
na apó mong tunay Morada Gonzalo
kung mamarapatin ang hinihingi ko
aking isasalin ang korona't setro.

Anang emperador mabuti rin ngani
ang mga hilíng mo marangal na hari
nguni't ang wika ko'y pakinggang sandali
yaríng sasabihing katuwirang munti.

Pagka't ang prínsipe na apó kong mahal
sa iyong korona'y siyang nagtangkakal
ang hinihingí mo'y kung akìng ayunan
anong wiwikain ng kampon ko't kawal.

Ang wika at sagot ng mga konseho
at lahat ng haring mga koronado
ang bunying prínsipe siyang heredero
ng setro't korona ng Imperiong Turko.

Na kung mangyayari mahal na monarka
ang hingi po namin sa iyong alteza
ay ang kondeng mahal Don Busto de Lara
ang dapat pakamtan at bigyan ng honra.

Ang wika ng hari ay kung siyang loob
tanáng kapisanan at mga konsehos
ngayon (aniya) ay ating idulot
ang setro't korona sa konde Don Bustos.

Si Busto de Lara ay pinaupo na
sa sadyang luklukan sampu ng prinsesa
saka ang korona ay ipinutong na
ang taong naroo'y humiyaw ng VIVA.

Isinunod naman ng mga konseho
iniupo nila sa luklukang trono
saka pinutungan ng korona't setro
sabihin ang sayáng hindí mamagkano.

Ang hiyaw ng lahat mabuhay anila
ang dalawang haring bagong nagkorona
na sa Santa Fé datíng mapag-adya
salot at panghampas sa boong morisma.

Agad sinusuhan kanyon sa muralya
at iniwasiwas ang tanáng bandera
ang hiyaw ng lahat ang viva victoria
mabuhay si Busto sampu ng prinsesa.

Nang lalong matanyag itong katuwaan
ang hari'y nag-utos ng indulto real
ang lahat ng karsel agad pinabuksan
at ang mga preso ay pinakawalan.

Ano'y nang matapos ang tuwang di hamak
itong emperador pagdaka'y nangusap
oh Haring Felipo ama ko sa binyag
at tanáng konsehos kayo'y makimatyag.

Yamang dumatíng na oras na nasa ko
tatalikdan ko na ang layaw sa mundo
ako ay papasok sa bunying kombento
ng amhal na Santong bunyíng San Fransisco.

Ang bilin ko lamang oh bunso kong anak
bantog na monarka sa Turkiang siudad
huwag pabayaan ang sakop mong lahat
ang Santo Bautismo naa'y mamulaklak

At saka nagtindíg siya at nagwika
paalam Fernando at ginoong pawa
ang layaw sa mundo'y parang malikmata
agad napapawi't biglang nawawalá.

Idilat ang matá mga taong bulág
talikdan ang dilím at pasa liwanag
ang mabuting binhi'y inaaring hamak
ang itinataním lason at kamandag.

Dito na nga siya nasok nag-hermano
at hindí naglaon ay nagíng propeso
Prnísipe Morada'y umuwi sa Turko
at siyang nagmana ng buong imperio.

Ito na ang wakas siyang nagíng hangga
ng buhay ng pitóng Infantes de Lara
at ang hinihilíng Prínsipe Morada
bunyíng auditorio'y magpatawad silá.

Sa lahat nang ito ay tawad na puspos
sapitin ding kamtan lahat ng kristianos
yaong luwalhating di matapos-tapos
sa Langit na Gloria at ang
LAUS DEUS.

**KATAPUSAN**

**Pinasimulan na ang pagpapalimbag ng mga awit, novena at ibaibang mga babasahing matagal nang nangaubos, sa kapakinabangan ng aming mga tagatangkilik.**

**"P. SAYO BOOKSTORE"**
**225 Rosario, Maynila**

